KALATAS

Opisyal na Pahayagan ng Rebolusyonaryong Mamamayan ng Timog Katagalugan

TOMO 43 BILANG 5 BASAHIN AT TALAKAYIN MAYO 2023

EDITORYAL

# Magbuklod, makibaka para makamit ang nakabubuhay na sahod!

Busabos at halos patayin sa sobrang barat ng sahod ang mga manggagawa sa bansa. Sa pangkalahatan, maswerte na ang makapag-uuwi ng P400-500 sa isang araw, pero ang mas malaking bilang ay nasa P300-400 lang ang sinasahod. Samantalang naghihirap ang masang anakpawis, patuloy na nagpapasasa ang mga kapitalista sa tubong piniga mula sa paggawa—at walanghiya pang nagpapakana para panatilihin ang tagibang na sistema ng sahod. Walang ibang dapat itugon ang manggagawa sa napakatinding pagsasamantala kundi ang magkapit-bisig at malakas na isigaw: sahod, itaas!

Malakas na itinambol sa nakaraang Araw ng Paggawa ang panawagang taas-sahod, ngunit kung tutuusin, bago pa ito'y laman na ng pampublikong talakayan ang pangangailangang itaas ang sahod. Tumingkad ito sa huling taon ng rehimeng US-Duterte at sa ilalim ng ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte kung kailan tuluy-tuloy ang pagtaas ng presyo ng langis, pagkain, yutilidad at pamasahe. Bunsod ng walang patid na taas-presyo, umabot ang *family living wage* (FLW) o halagang kailangan para disenteng mabuhay ang isang lima-kataong pamilya ng P1,082/araw sa CALABARZON habang P1,162 naman sa MIMAROPA (Abril 2023). Sa NCR, P1,160 na ang FLW.

Makasaysayan ang napakababang antas ng sahod at ibinaba ang halaga nito dahil sa implasyon. Sa NCR, kung saan na pinakamataas ang *minimum wage*, ay wala pa sa kalahati ng FLW ang sahod. Sa diumanong *industrial belt* na CALABARZON, pinakamataas na *minimum wage* ang P470 sa nominal pero sa aktwal na halaga'y P385 lamang. Lalong kaaba-aba sa



# KALATAS

Mayo 2023
TOMO 43 BILANG 5

NILALAMAN



*Ang KALATAS ang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Timog Katagalugan. Pinapatnubayan ito ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Inilalathala ito ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at ng Bagong Hukbong Bayan ng Timog Katagalugan.*

*Inaanyayahan ng pamatnugutan ang mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan. Magpadala ng mga komentaryo at mungkahi, balita at rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan. Ito ay tumatanggap ng mga liham sa:*

 dagundong.tk@gmail.com

 archive.org/details/@southern_tagalog_revolutionary_portal

Bangsamoro Autonomous Region in Muslim Mindanao (P306-341) at MIMAROPA (P329-355). Ni hindi sapat ang sahod para tiyaking makabalik ang manggagawa sa trabaho kinabukasan.

Napakatinding inhustisya lalupa't tuluy-tuloy ang paglaki ng yaman ng mga monopolyo kapitalista at malalaking burgesya kumprador. Mula 2021-2022, nagpatupad ang mga kumpanya ng tumataginting na P2.4-2.6 milyong dagdag sa kumpensasyon ng mga ehekutibo kada buwan. Higit doble naman ang itinaas ng kita ng 1,000 pinakamalalaking empresa sa bansa mula P889 bilyon (2020) tungong P1.8 trilyon (2021).

Samantalang nawalan ng P13,000-32,500 na kita ang 17.3 milyong pinakamahihirap na pamilya, lumobo nang 19% ang *net worth* ng 10 pinakamayayamang Pilipino mula 2020-2022. Kabilang sa mga ito sina Manny Villar, Enrique Razon, Ramon Ang at magkakapatid na Sy. Bumabaha ng tubo para sa mga kapitalista, kaya't kayang-kayang ipatupad ang makatarungang sahod para sa manggagawa. Tahasang kasinungalingan ang katwiran ng mga gahaman na sinasakyan pa ng reaksyunaryong gubyerno na malulugi ang mga negosyo.

Kahit saang anggulo tingnan, makatarungan at walang kaduda-dudang wasto na hilingin ng mga manggagawa na itaas ang kanilang sahod nang kahit hanggang P1,100 o antas ng FLW. Kailangan ito upang matiyak na nakakakain nang sapat ang manggagawa at kanyang pamilya, may pambayad sa tirahan, tubig, kuryente, may panggastos sa transportasyon at komunikasyon at may kaunting nakalaan para sa edukasyon at kalusugan. Napakabatayan ng mga gastusing saklaw ng FLW kung saan 52.3% ang para sa pagkain, kaya't nangangahulugan ang hindi pagkakamit nito ng pagkukundena sa mga manggagawa sa napakabusabos na kalagayan. Hindi kalabisang sabihin na unti-unting pinapatay sa gutom ang manggagawa at kanyang pamilya—at samakatuwid, ang higit 15 milyong pamilyang Pilipino na kumikita ng P22,000 o mas mababa pa kada buwan.

Sa gitna ng napakasaklap na kalagayan mahigpit ang kahingiang ibayong palakasin at ipagtagumpay ang kampanya para sa taas-sahod. Naitulak na ng gumugulong na kilusan para sa dagdag-sahod ang panukalang P150 dagdag sahod sa Senado, subalit kapos pa ito sa lakas at dami ng manggagawang dapat abutin. Kailangang palahukin sa pakikibaka para sa sahod ang milyun-milyong manggagawa, lalo ang tinatayang 23 milyong nagtatrabaho sa pribadong sektor na kagyat na magbebenepisyo sa taas-sahod.

Dapat maging mapanlikha at mapamaraan upang konsultahin, edukahin at buklurin ang lahat ng manggagawa mula sa iba't ibang industriya at sektor. Organisahin ang mga manggagawa sa mga unyon at iba pang tipo ng samahan. Ibunsod ang malalaking pagkilos sa mga lansangan at rindihin ang parlamentaryo sa malalakas na panawagan.

Mahalagang makipagkaisa ang mga rebolusyonaryong manggagawa sa iba't ibang grupo ng paggawa para ipagtagumpay ang taktikal at napapanahong kampanya sa taas-sahod. Sa pagbubuklod sa mga manggagawa, ihain bilang punto ng pakikipagkaisa ang sumusunod: una, labis nang kulang ang kasalukuyang sahod at dapat nang iangkop sa tumataas na presyo ng bilihin sa antas FLW.

Kailangan ang kumbinasyon ng malapad na mga alyansa at pursigidong kampanya sa pagpapataas ng sahod—na ang higit na mahalaga ay ang malaganap at masiglang pakikibakang pang-ekonomiya at kilusang welga sa mga pabrika at ng akumulasyon ng mga

pagsulong at tagumpay sa iba't ibang antas na magpapalakas sa kabuuang inisyatiba ng laban para sa nakabubuhay na sahod.

Ikalawa, kayang-kaya ng malalaking empresa na tugunan ang taas-sahod at hindi ito dapat magresulta sa mga tanggalan sa trabaho kundi pagbawas lamang sa tubo ng kapitalista at sweldo ng mga ehekutibo. Kailangang gumawa ang gubyerno ng kaukulang pag-aaral at hakbangin upang tulungan ang maliliit at katamtamang-laking empresa na ipagkaloob ang nararapat na sahod sa kanilang manggagawa.

Ikatlo, dapat nang ibasura ang Wage Rationalization na nag-iba-iba sa halaga ng sahod sa buong bansa at ipatupad ang pambansang minimum na sahod upang tiyaking makinabang ang lahat sa taas-sahod.

At panghuli, dapat itigil ang patakaran ng panunupil ng estado na nananalasa sa mga pook-trabaho at komunidad at siyang sagka sa pagtatanggol ng mga manggagawa sa kanilang karapatan at paggigiit sa nakabubuhay na sahod.

Kailangan ding isangkot ang buong bayan sa pakikibaka para sa taas-sahod lalo't para rin ito sa kapakinabangan ng buong lipunan. Kung tataas ang sahod, magkakaroon ng mas mataas na kapasidad na bumili ang malaking bahagi ng mamamayan na magtutulak ng mas masiglang konsumsyon at pang-ekonomikong aktibidad. Kung tutuusin, malawak ang suporta para rito kahit mula sa hanay ng mga panggitnang pwersa at ilang burges na pulitiko. Kailangan lamang na organisahin ang kanilang hanay upang mabuo ang kanilang boses at mag-impluwensya sa mas maraming mamamayan.

Ginagabayan ng Partido Komunista ng Pilipinas (PKP) ang sambayanang Pilipino sa pakikibaka para sa nakabubuhay na sahod at karapatan sa paggawa. Bagamat ang pakikibaka para sa taas-sahod ay pakikibaka sa balangkas ng burgis-demokratikong reporma, hindi ito hiwalay sa buong rebolusyonaryong gawain sa hanay ng manggagawa. Pagkakataon ito upang ilapit ang malawak na hanay ng manggagawa sa rebolusyonaryong kilusan. Dapat bigyan sila ng edukasyon sa Marxismo-Leninismo-Maoismo upang mamulat sa pagsasamantala sa kanilang uri at sa kanilang istorikong papel sa pagpapalaya ng mga uri.

Dapat mabatid ng mga manggagawa na ang malakolonyal at malapyudal na sistemang kinukubabawan ng imperyalismo na ugat ng napakababang sahod at pang-aalipin sa kanyang uri at iba pang anakpawis ay matatransporma lamang sa pamamagitan ng demokratikong rebolusyong bayan. Kung gayon, nararapat siyang makiisa at iugnay ang kanyang pakikibaka sa sahod at karapatan sa paggawa sa pakikibakang anti-pyudal ng malawak na masang magsasaka at kapwa itaas ito sa anti-imperyalistang pakikibaka. Higit sa lahat, kailangang yakapin ng manggagawa ang armadong pakikibaka bilang esensyal na sandata sa pagpapalaya sa sambayanang Pilipino mula sa imperyalismo, pyudalismo at burukrata kapitalismo.

Sa pamamagitan ng puspusang edukasyon at pakikibaka, makikilala ng uring manggagawa ang PKP, ang kanyang abanteng destakamento at pinuno ng pambansa-demokratikong rebolusyon. Kung laksa-laksang manggagawa ang aanib sa Partido at lalahok sa armadong pakikibaka, tiyak na magkakamit ng malaking igpaw pasulong ang rebolusyong Pilipino. K




“ Kami, ang abanteng destakamento ng proletaryado, ay tumutupad ng aming rebolusyonaryong tungkulin sa bansa hindi lamang para sa malawak na masang Pilipino kundi maging sa diwa ng proletaryong internasyunalismo. Determinado kaming gampanan ang aming bahagi sa pakikibaka ng pandaigdigang proletaryado para palayain ang mamamayan ng daigdig mula sa hambalos ng imperyalismo, modernong rebisyunismo at lahat ng reaksyon.”

*- malayang salin ng sipi sa Uphold the Leadership of the Proletariat in the Revolution and Go Deep among the Masses of Workers, Lumabas sa Ang Bayan, Tomo VII, Blg. 2, Mayo 1, 1975*

# Kontrata ng pagsasamantala



Ako si Frat. Naniniwala ako sa kapatiran kaya ako sumali sa *fraternity*. Ang kapatirang ito ay nahanap ko sa aking kauring api. Dito sa loob ng Bagong Hukbong Bayan (BHB).

Bago ako mag-Hukbo, kabilang ako sa milyun-milyong manggagawang Pilipino na inaapi't pinagsasamantalahan ng sistemang kapitalista. Ilang panahon na lamang at isang dekada na ako sa armadong kilusan ng uring anakpawis. Ang mga dahilan nang matunton kong ang kalsadang karugtong ng piketlayn ay ang digmang magsasaka sa kanayunan, ay siya pa ring mga dahilan ng aking pananatili at kapursigehan.

Karaniwan ang mga pangarap ko sa buhay katulad ng karaniwang kabataan noong mamulat ako sa tunay na kalagayan ng lipunan.

Sa paghabol ko sa aking pangarap, iniwan ko ang munting palayan nina Mama sa Bikol para makipagsapalaran sa ibang bayan. Maraming pangako ang maraming pabrika sa Laguna.

Naging manggagawa ako. Itinuring kong ito ang daan para maaabot ang mga pangarap na ito.

Lahat ng klase ng hanapbuhay sa mga pabrika ay pinasukan ko—taga-hugas ng pinggan, tagabutingting ng mga pyesa ng kotse, taga-tahi ng upuan ng mga sasakyan, taga-gawa ng *fiberglass*, piyon sa konstruksyon, welder, at maraming kung anu-ano pa.

Sa aking huling trabahong sahuran, dalawang taon akong naging kontraktwal—peligroso ang trabaho, humahawak kami ng kemikal nang walang sapat na proteksyon, mahaba ang oras ng paggawa at inoobligang mag-*over time.*

Napipilitan lang ako kahit P315 kada araw lamang ang sahod ko noon. Kulang na kulang.

Naka-apat na ulit ang kontrata ko sa nasabing pabrika. Sa huling kontrata na pinapirmahan sa akin, hindi na ako pumayag, pinunit ko ang papel sa harap ng aking amo. Binitbit ako ng mga gwardya at pinabarangay ako.

Natutunan kong ipaglaban ang aking karapatan. Hindi nahangganan ng ahensya ng gubyerno ang paghahanap ko ng katarungan sa aking kinasapitan. Nasumpungan kong mas makatwiran itong makakamit sa mga piketlayn at mga pakikibakang manggagawa.

Tinuklas ko ang dahilan ng ipinataw sa akin na kapalaran. Hindi pa rin ako sumusuko na aabutin ko ang aking mga pangarap balang araw at naunawaan kong dapat kong lagpasan ang gawaing pag-uunyon. Sa proseso ng paghahanap ng katotohanang ito, nakilala ko ang teorya ng Marxismo-Leninismo-Maoismo na higit na nagturo sa akin ng dapat gawin ng tulad kong manggagawa—na makipagkaisa sa pinakamalawak na hanay ng aking kauri at iba pang inaapi at pinagsasamantalahang uri at pamunuan ang kanilang pakikibaka sa pamamagitan ng pagsapi sa Partido Komunista.

Dinala ako ng karunungang ito at ng Partido sa maraming welga ng manggagawa, sa mga piketlayn na kauring alipin, at bandang huli ay sa mga payak na dampa ng mahigpit na kaibigan ng uring manggagawa—ang mga magbubukid sa kanayunan.

Naging NPA rin ako. Kagaya noong ako ay manggagawa sa pabrika, lahat ng klase ng gawain sa loob ng Hukbong Bayan ay nasubukan ko—ang kaibahan lamang, ginagawa ko ito hindi para mapagsamantalahan ng mga kapitalista. Lumalahok ako sa mga rebolusyonaryong gawain, gaano man ito kaliit o kahalaga, para wakasan ang pagsasamantala at pang-aapi. Ginagawa ko ito nang bukal sa aking puso at walang kapalit.

Bilang kumander ng Bagong Hukbong Bayan, malaking hamon sa uring manggagawa na katulad ko kung paano iwawagayway ang bandila ng proletaryado sa pagkakamit ng mga pangarap ng buong sambayanan.

Lagi kong maaalala, hindi pala ako nakatali sa kapirasong papel ng kontrata ng mga kapitalista. Simula nang punitin ko ito, nagsimula akong makawala sa kontrata ng paulit-ulit na pagsasamantala.

Ang pagsasamantala ng monopolyo kapitalismo sa uring manggagawa sa daigdig ay malalim na nakaukit sa kontrata ng imperyalismo. At nag-aambag ang manggagawang Pilipino sa pagwasak ng mapang-aping sistemang ito. 🅺

# Panayam sa drayber na lumahok sa tigil pasada

Nakapanayam ng Kalatas si Jomar, 33, isang drayber mula sa probinsya ng Batangas na sumama sa pambansang *strike* laban sa *jeepney phaseout* noong Marso 6-8. May asawa siya at dalawang anak.

**KALATAS (K):** Kumusta kayo, Ka Jomar? Gaano katagal ka na bang namamasada?

**Jomar (J):** Mainit na pagbati sa inyo mga kasama! Dalawang taon na akong drayber.

**K:** Ano ang kalakaran sa pinapasada?

**J:** Nagba-*boundary* ako ng P400 kada araw. Lahat ng sobra ay sa akin na.

**K:** Gaano kalaki ang kinikita ninyo sa pamamasada?

**J:** Dati bago mag-taas presyo ang langis, nasa P1,000 ang gastos ko sa gasolina. Karaniwang P3,000 ang nakukuha ko sa maghapong byahe kaya ang maiuuwi ko pa ay P1,600.

Ngayon, nasa P2,500 na lang ang maghapon ko. Tumaas pa ang gastos ko sa gasolina, naging P1,200. Nabawasan ang kita ko, naging P900 na lang.

**K:** Ano ang pagtingin ninyo sa *jeepney phaseout*?

**J:** Pahirap sa drayber! 'Yan ang pinaka-*final answer* ko dyan. Kasi kapag natuloy yan, ang drayber ay magiging *daily*, P500. Saan aabot ang P500?!

Sabi ng LTFRB, ang *modernization* daw ay para sa drayber at opereytor, pero bakit naman ganoon kalaki ang halaga ng bagong sasakyan? Dapat ibigay nila nang libre kung talagang para sa drayber at opereytor.

**K:** Ano ang pagtingin ninyo sa *oil deregulation law*?

**J:** Dapat ay may kontrol ang batas sa presyo ng langis dahil mayroong mga negosyanteng sobrang gahaman. Nung sumirit ang presyo ng langis, halos sapin na lang ang maiuuwi. Kung ang dating P400 ay naiuuwi, eh P200 na lang.

**K:** Ano ang pagtingin ninyo sa pasyang *extension* ng Senado sa Omnibus Franchising Guidelines?

**J:** Para sa akin ay hindi dapat extension ang kanilang gawin. Dapat hindi ipatupad ang *phaseout*. Ang gawin nila ay yung mga bulok at di na talaga maipapasada ay alisin, tapos 'yung mga pwede pa talaga ay i-*renovate*, kung baga'y isaayos. Hindi *extension* dahil panandalian lang 'yun.

Sa *phaseout*, dapat katulong din namin laban diyan ang mga pasahero. Hindi lang *driver* ang maaapektuhan dyan, pati mga *commuters*. Kung ilabas ang *modern jeep*, magiging 25 pesos ang *minimum*. Eh kung hindi itataas, anong mangyayari sa drayber at opereytor? Eh papayag ga naman ang isang mamumuhunan na hindi sila tutubo?

Isipin mo kung gaano nila niloloko ang mga tao. Kung halaga ng prangkisa mo ay P160,000, ang P60,000 ay mapupunta sa *coop*[1] at siya mong magiging prenda[2] habang ang P100,000 ang magsisilbing *downpayment* sa bibilhin mong yunit ng *jeep*. Hindi mo na mahahawakan yung pera mo kahit singko. Ang gusto ng *coop* ay yun ang magbabayad ng iyong prangkisa at bibili ng yunit para sa iyo. Kasi nga, kikita sila mula sa prenda mo. Naku! Ang maloloko lang nila ay yung mga hindi mag-iisip.

Kaya kapag naman naipasa yan eh hindi na ako mag-a-*apply* na *driver* dyan. Sa-*sideline* na lang ng pasada paminsan-minsan. O kaya ay maglalako na lamang ulit ng isda. 🅺

______________

1 *kooperatiba*

2 *kolateral*



# Panawagang dagdag-sahod, dumagundong sa Mayo Uno

Sa unang Mayo Uno ng ilehitimong rehimeng US-Marcos II, muling nagrehistro ang uring manggagawa at mamamayan sa Timog Katagalugan ng kanilang kahingiang dagdag-sahod, makatarungan, nakabubuhay at ligtas na trabaho, at pagkilala at pagtatanggol sa karapatang tao.

Kumilos ang aabot sa 3,000 katao mula sa hanay ng mga unyonisadong manggagawa at mga mamamayan mula sa iba't ibang sektor ng lipunan, 120 taon mula nang unang pagdiriwang ng Pandaigdigang Araw ng Paggawa sa Pilipinas.

Sa Timog Katagalugan, nagkaisa ang hanay ng mga militanteng unyon sa panawagang: "Manggagawa, pamunuan ang laban! Magkaisa para sa sahod, trabaho, karapatan, kabuhayan at kalayaan ng bayan!" Pinamunuan ng panrehiyong sentrong unyon ng Kilusang Mayo Uno, ang Pagkakaisa ng Manggagawa sa Timog Katagalugan (PAMANTIK), ang pagkilos sa araw na iyon.

**Mga desentralisadong programa sa umaga**

Sinimulan ng lagpas 2,000 manggagawa ang araw sa mga *symposia* at porum ukol sa kalagayan ng sahod at karapatan. Nagtipon-tipon ang mga unyonisadong manggagawa sa mga engklabo sa mga lungsod ng San Pedro, Santa Rosa, Biñan, Cabuyao at Calamba, Laguna; at Rosario, Cavite, na pinangunahan ng mga lokal na mga alyansa ng manggagawa.

Ipinanawagan nila ang pagbuwag sa sistemang rehiyunal at kada-bayan at lunsod na *minimum* na sahod sa Calabarzon, pagpapatupad ng *national minimum wage*, pagwawakas sa paniniil ng AFP-PNP-NTF-ELCAC at kapitalista sa mga unyon na pumapasok sa sama-samang pakikipagtawaran *(collective bargaining)* sa kapitalista, at pagtutol sa pagpapagamit ng imperyalismong US sa Pilipinas bilang base militar nito.

May mga unyon din mula sa iba't ibang sentro ng paggawa na lumahok sa pambansang pagkilos noong Mayo Uno mula Mendiola, Manila hanggang US Embassy para ipanawagan ang pagtaas ng sahod at pagkilala at pagtupad ng rehimeng US-Marcos II sa mga batas at komitment ng estado sa mga kumbensyon ng International Labor Organization. Kinundena rin ang pakikipag-usap ni Marcos Jr. kay US President Joe Biden sa araw na iyon.

Nanindigan din ang mga manggagawa na dapat panagutin si Rodrigo Duterte at Marcos Jr. sa mga matitinding paglabag sa pulitiko-sibil na karapatan ng manggagawa.

Samantala, nagsagawa rin ng maikling programa ang mga kabataan-estudyante ng UP Los Baños sa harap ng Star Commercial sa Los Baños at ang Bagong Alyansang Makabayan sa Cavite sa lungsod ng Bacoor.

Namigay ng polyeto at nagpropaganda hinggil sa dagdag sahod sa mga lungsod ng Tanauan sa Batangas at Antipolo sa Rizal.

**Programa sa Crossing Calamba**

Kinahapunan, nagtipon-tipon ang halos 3,000 mamamayan sa apat na bahagi ng Calamba Crossing upang ihudyat ang simula ng programa. Itinanghal ng mga manggagawa ang Limang Dakilang Guro: Marx, Engels, Lenin, Stalin at Mao; at itinanghal din si Kasamang Jose Maria Sison.

Nagdala rin ng mapupula at makukulay na mga istrimer at plakard ang mga sumuportang delegasyon mula sa iba't ibang sektor.

Isinalarawan nila ang kalagayan ng mga manggagawa sa isang *effigy* na nagpakitang papet sila Marcos at Sara Duterte ng imperyalismong US sa katauhan ng pangulo nitong si Joe Biden, lulan ang limpak-limpak






na salaping kinulimbat sa kaban ng bayan at mga armas na nakatutok sa manggagawa at mamamayan. Winasak ito sa dulo ng programa.

Ani Antonio Fajardo, tagapangulo ng PAMANTIK-KMU, "Tinatawag ang mga manggagawa ng kasalukuyang kalagayan ng kahirapan at paghihikahos upang magkaisa at lumaban. Huwag nating kalimutan ang mga aral ng ating kasaysayan: ang tanging kasagutan sa ating kahilingan ay nananatili, magkaisa, mag-organisa, mag-unyon at kumilos."

Tinangka ng kaaway na guluhin ang pagkilos ng mga manggagawa ngunit bigo sila. Noong umaga, naglunsad ng programa ang kapulisan ng Biñan sa labas ng LIIP. Walang-kahihiyang inimbitahan pa ng mga pulis Biñan ang mga manggagawang nagsasagawa ng hiwalay na programa sa malapit ngunit itinakwil ito ng mga manggagawa.

Samantala, tampok pa rin ang patuloy na pagkakampo ng 2nd CMO Battalion ng 2nd Infantry Division ng Philippine Army sa Berkeley Subdivision, Brgy. Pulong Sta. Cruz sa lungsod ng Santa Rosa, isang komunidad ng mga manggagawa. Sa parehong lugar nagkakampo ang TF-ELCAC at inaresto ang lider-manggagawang si Arnedo Lagunias noong Marso 5, 2021. K

*BALITA*

## Pagkilos ng manggagawa sa tubuhan para sa ayuda, tagumpay

Tagumpay na nakamit ng mga maggagapak ng tubó sa Batangas ang unang bugso ng ayuda limang buwan makalipas magsara ang Central Azucarera de Don Pedro Inc, o CADPI. Ibinunga ito ng tatlong buwang puspusang pag-oorganisa, pagpapakilos at konsistenteng paggigiit ng mga magsasaka, manggagawang bukid sa tubuhan at mga asukarera sa reaksyunaryong gubyerno.

Ayon sa Sugarfolks Unity for Genuine Agricultural Reform o SUGAR Batangas, nakakuha ng Php 10,000 hanggang Php 30,000 ayuda ang halos 800 na maggagapak ng tubó mula sa Kamara matapos ang ilang beses na pakikipag-dayalogo kay House Speaker Martin Romualdez. Mahigpit na katuwang ng mga maggagapak ang mga kongresista ng Makabayan Coalition.

Ipinamahagi ang unang bugso ng ayuda noong Mayo 30 sa Brgy. Caloocan, Balayan. Ang ayuda ay isa sa panawagan ng mga nawalan ng kabuhayan matapos isara ang CADPI, ang pinakamalaking gilingan ng tubó sa probinsya, noong Disyembre 15, 2022. Tinatayang nasa 12,000 manggagawang-bukid sa tubuhan o maggagapak at 4,584 maliliit na plantadores ang naapektuhan ng nasabing pagsasara.

Hindi nahadlangan ang mga magsasaka ng pandarahas, pananakot at pagpapakalat ng kasinungalingan ng 59th IB laban sa SUGAR at mga kasapi nito. Matatandaang noong Marso 26, dinukot ng mga militar ang dalawa nitong boluntir na sina Alfred Manalo at Lloyd Descallar, at dinamay ang saksi sa pagdukot na si Angelito Balitostos. Pinagtatanong din ng mga militar kung nasaan ang mga *coordinator* ng SUGAR gamit ang kanilang mga litrato. Sinelyuhan ng tagumpay na ito ang paninira ng AFP na hindi makukuha ng mga magsasaka ang ayudang nararapat para sa kanila.

Sa harap nito, tuloy ang laban ng mga magagapak ng tubó para buksang muli ang CADPI at bigyan ng ayuda ang lahat ng apektado. Hinihikayat din nila ang iba pang mamamayan na makiisa at kumilos upang isalba ang lokal na industriya ng asukal. Sabi pa nila, "kapag mas maraming nagkaisa, maaabot pa ang mas malalaking mga tagumpay!" K

## Panghaharas ng 80th IBPA sa mga bakwet sa Rizal, binatikos

Binatikos at kinundena ng mga Rizaleño ang panghaharas ng 80th IBPA sa 85 pamilyang bakwet ng Sityo Ligtas, Brgy. San Rafael, Montalban, Rizal na lumikas tungong Sityo Wawa ng parehong barangay. Dalawang linggo na silang naka-sangtwaryo roon.

Noong Mayo 25, tinipon ng 80th IBPA ang mga bakwet sa tabing ng patawag na pulong ng Department of Labor and Employment. Pagdating ng mga taga-Sityo Ligtas sa patawag, tinakot, hinaras at ininteroga sila ng mga militar. Ni-*red-tag* ng 80th IBPA ang Serve the People Corps, Defend-ST at Karapatan-Rizal na nagsagawa ng *humanitarian mission* noong Mayo 22.

Inilunsad ang *humanitarian mission* upang tulungan ang mga residenteng apektado ng dalawang linggong sapilitang ebakwasyon dulot ng sunud-sunod na labanan sa pagitan ng AFP at BHB sa lugar mula Marso 31. Namahagi ang mga grupong makatao ng relip, naglunsad ng aktibidad na *psycho-social* para sa mga bata at nagturo hinggil sa karapatang tao. Sa talakayan, ipinahayag ng mga residente na marami silang natutunan hinggil sa karapatan sa lupa.

Ang Brgy. San Rafael ay may kinakaharap na kasong pangangamkam ng lupa at pagpapalayas sa mga residente para bigyang-daan ang proyektong Wawa-Violago Dam na pag-aari ng mga Razon at Violago, mga kroni ng rehimeng Marcos-Duterte. Pinangangambahan ng mamamayan ng Montalban ang matinding pagbaha at pagkawasak ng kapaligiran na magiging epekto ng proyekto sa lugar.

Ayon sa Karapatan-Rizal, "Ang ginagawang ito ng 80th IBPA ay naglalantad lamang sa anti-mamamayan nitong katangian at ang tunay na pinaglilingkuran nitong malalaking negosyante sa bansa katulad ng mga Razon at Violago. Bahagi rin ito ng kontra-insurhensyang kampanya ng rehimeng US-Marcos-Duterte na pasakit sa bayan at nagreresulta sa malawakang paglabag sa karapatang tao." K

# Dagdag-sahod ng manggagawa ng Gardenia Bakeries, naipagtagumpay ng unyon sa CBA!

Muling ipinakita ng manggagawa ng Gardenia Bakeries sa Laguna International Industrial Park (LIIP), Biñan, Laguna na susi ang mahigpit na pagkakaisa at sama-samang pagkilos sa balangkas ng tunay na unyonismo sa pagkakamit ng dagdag-sahod at benepisyo.

Naisara ang kasunduan sa pagitan ng Unyon ng mga Panadero sa Gardenia Bakeries Phils. Inc (UPGBPI-OLALIA-KMU) at ng kapitalistang Gardenia Bakeries sa karagdagang dalawang taon ng kanilang CBA. Ito ay matapos na nagsagawa ng serye ng mga pagkilos ang mga manggagawa sa loob at labas ng pagawaan, at maging sa loob ng engklabo ng LIIP para ipakita ang kanilang makatarungang kahilingan at obligahin ang kapitalista na ibigay ito sa manggagawa.

Tatamasahin ngayon ng bawat manggagawang saklaw ng Appropriate Bargaining Agent na saklaw ng kontrata ang *average* na P208.73 arawang dagdag-sahod kapag pinagsama-sama ang nakuhang dagdag sa kanilang *wages*, *rice subsidy*, *transportation allowance* at *seniority pay*. Bukod pa rito, makakatanggap din ang bawat isa ng minsanang P20,000 mula sa pinagsamang *lumpsum* at *signing bonus*.

Ayon sa unyon, "maraming liko at hindi isang diretsong daan ang tinahak ng unyon bago makamit ang tagumpay na panibagong dagdag-sahod."

Kung babalikan, bago pa man mag-umpisa ang pakikipag-negosasyon ng unyon sa kapitalista ay hindi na sila tinantanan ng panghihimasok at panggugulo ng mga tauhan ng NTF-ELCAC at ng TF-Ugnay. Paulit-ulit na tinatakot at binabahay-bahay ng mga unipormado at armaduhang tauhan ng TF-Ugnay ang mga nasa pamunuan ng unyon at maging kapamilya nila, at walang pakundangan silang ni-re-*redtag*, at pinipilit na tumiwalag sa kinaanibang pederasyong OLALIA-KMU.

"Sa panahong walang puknat ang panggugulo ng NTF-ELCAC, sinamantala rin ito ng kapitalista para baratin ang unyon, at nagtangka pa ngang itigil ang negosasyon noong Disyembre para pagbigyan daw ang *peak season* ng *production* ng kumpanya," dagdag pa ng unyon.

Mariing tinutulan ng unyon at matatag na hinarap ang sabwatan ng NTF-ELCAC at kapitalista. Umabot pa ng 22 beses na negosasyon sa Planta bago tumungo sa *deadlock* ang unyon, kung kaya't naobligang mag-*file* ng *preventive mediation* sa National Conciliation and Mediation Board para mamagitan sa kanilang negosasyon.

Kapos man at hindi pa nakamit ng unyon na makuha ang katumbas na halaga na P1,091 na *family living wage* (FLW), malaking tulong na ito para maibsan ang ibayong kahirapan ng manggagawa. Malinaw din sa manggagawa na hindi nila ito matatamasa kung hindi dahil sa kanilang unyon na matiyaga, matatag sa paninindigan at nagkaisa para ipaglaban ang kanilang karapatan at kagalingan.

Matapos ang matagumpay na CBA, magpapatuloy ang pagsuporta at paglahok ng manggagawa at unyon sa kampanya para sa P750 *across the board increase nationwide* at kampanya sa pagkakaroon ng pambansang minimum na sahod na katumbas ng FLW. K





# TUGON
ni PATNUBAY DE GUIA

# Paano gagampanan ng uring manggagawa ang kanyang istorikong papel sa dalawang yugtong rebolusyong Pilipino?

Makapangyarihan ang uring manggagawa, ang pinakaabante at pinakaproduktibong uri sa mundo. Sila itong walang pag-aari liban sa kanilang lakas paggawa. Kasama ang masang anakpawis, sila ang naghulma ng lahat ng mayroon sa lipunan at lumikha ng yaman. Napakalayo na ng narating ng sangkatauhan dahil sa pagpapagal ng mga manggagawa—ngunit mas malayo pa ang mararating oras na makahulagpos mula sa blokeyo at tanikala ng pagka-alipin ng kapital, ng monopolyong burgesya, ng imperyalismo at ng kasapakat nilang mga papet at mapagsamantalang uri sa mga kolonya't malakolonyang bansa.

Ito ang misyon ng uring manggagawa. Hamon sa manggagawang Pilipino na panghawakan ang misyong ito at pangunahan ang pakikibaka para itransporma ang lipunang malakolonyal at malapyudal sa bansa.

Umusbong ang mga unang manggagawa—mga baradero, bodegero at impresores—sa panahon ng kolonyalismong Espanyol. Umanib sila sa Katipunan at kasamang naghimagsik para sa pambansang pagpapalaya.

Ang mga unang unyon at gremyo ay puhunan para sa pagsikad ng kilusang paggawa sa pagpasok ng ika-20 siglo. Tampok sa kasaysayan ang pagtatatag sa unang pederasyon sa paggawa, ang Union Obrera Democratica (UOD). Pinangunahan nito ang unang pangkalahatang welga noong Agosto 1902 at malaking pagkilos sa kauna-unahang paggunita sa Araw ng Paggawa noong 1903. Aabot sa 100,000 manggagawa ang lumahok dito. Bukod sa taas-sahod at karapatan sa paggawa, malakas na isinigaw ng mga manggagawa sa lansangan ang pagpapabagsak sa imperyalismong US. Sinalunga nito ang madugong gerang mapanakop at panunupil ng imperyalismong US laban sa sambayang Pilipino.

Sa sumunod na dalawang dekada yumabong ang kilusang paggawa sa kabila ng panggugulo, panlalansi at panunupil ng imperyalismong US. Tinangka ng mga bayarang unyon ng US na ibulid ang manggagawa sa maling linya ng "paghihiwalay ng paggawa sa pulitika" subalit naging matatag ang mga manggagawang naliwanagan na ng mga Marxistang aralin. Ibinasura nila ang mga mapanghati, maka-imperyalista at traydor na samahan sa paggawa.

Sa layuning buuin ang pampulitikang instrumento ng manggagawang Pilipino sa gabay ng Ikatlong Internasyunal na pinamunuan ni Lenin, itinatag sa pangunguna ni Crisanto Evangelista ang lumang Partido Komunista ng Pilipinas noong Nobyembre 7, 1930. Marahas itong siniil ng imperyalismong US—idineklarang iligal at hinuli ang mga lider. Gayunman, naging materyal ang partido para sa pagsusulong ng pambansa-demokratikong interes ng sambayanan tungong sosyalismo. Katunayan, nag-organisa ang Partido Komunista ng pwersang panangggol laban sa mananalakay na Japan noong 1939 at itinayo ang Hukbong Bayan Laban sa Hapon (Hukbalahap).

Sa gitna ng magiting na pagpupunyagi at paglaban sa kolonyalismo, tatahak sa maling landas at makakaranas ng mga kabiguan, pagkatalo at pagkalusaw ang lumang Partido laluna matapos mangibabaw ang mga oportunistang linyang bitbit ng mga di nagproletaryanisang kasapi nito na nakapangibabaw sa liderato ng Partido. Tinangka ng bagong sibol na mga proletaryo-rebolusyonaryo, sa pangunguna ni Jose Maria Sison, na iligtas ang lumang Partido sa pamamagitan ng kritikal na pagpuna sa mga pagkakamali at nagsulong na maglunsad ng kilusang pagwawasto. Ngunit tinanggihan ito ng burges na pamunuan ng lumang Partido, tinugis ang mga batang proletaryo-rebolusyonaryo. Sa ganitong kalagayan, nabatid ng proletaryong Pilipino, sa pangunguna ng dakilang Tagapangulong Amado Guerrero na kailangang muling itatag ang PKP sa teoretikong pundasyon ng MLM at sa paglalapat dito upang hanguan ng mga aral ang kasaysayan ng lumang Partido at rebolusyong Pilipino.

Wasto nitong tinukoy ang pamumuno ng proletaryado at pakikipagsanib-lakas sa uring magsasaka pangunahin, at pagkabig sa mga petiburges at pambansang burgesya upang ipagtagumpay ang rebolusyon. Itinakda nito ang estratehikong linya ng digmang bayan kung saan kukubkubin ang kalunsuran mula sa kanayunan alinsunod sa aral mula sa Rebolusyong Tsino. Itinakda nito ang demokratikong sentralismo bilang linya sa organisasyon ng Partido.

Sa gabay ng PKP, higit na luminaw ang susing papel ng kilusang paggawa sa pagsusulong ng pambansa-demokratikong rebolusyon. Ibinandila ng mga unyon ang kilusang makabayan at tumutol sa mga patakarang pang-ekonomya na dikta ng US na nakapadron sa mga kolonyal na kasunduang pinirmahan ng mga papet na gubyerno. Nagprotesta sila laban sa mga base militar ng US at agresyon nito sa Asia Pacific. Kaalinsabay, pumutok ang mga welga para sa taas-sahod at mga karapatan sa paggawa sa iba't ibang rehiyon ng bansa. Kasama ang kilusang paggawa sa daluyong ng pakikibaka noong Unang Sigwa ng 1970 na yumanig sa rehimeng US-Marcos I.

Hindi napigilan ng diktadura ang pagsikad ng kilusang paggawa. Noong 1975-76, mahigit 73,000 manggagawa ang lumahok sa 200 welga na inilunsad sa mga pabrika, minahan at plantasyon sa Hilaga at Timog Luzon, Visayas at Mindanao.

Ito ang rurok ng kilusang welga mula sa pinakamataas na inabot nito noong dekada 1930. At sa gitna ng matinding panunupil noong diktadura, nilampasan ng mga manggagawa ang mga limitasyon ng ligal na pakikibaka. Marami sa kanila ang tumungo sa kanayunan at tumuwang sa pagtatayo ng mga sonang gerilya at yunit ng Bagong Hukbong Bayan. Nakamit ang pambansang lakas ng bagong tipong pambansa-demokratikong rebolusyon ng walang kaparis sa kasaysayan ng Pilipinas.

Nakamit ang mga tagumpay na ito dahil sa masiglang pambansa demokratikong edukasyon sa hanay ng manggagawa. Ikinintal nito sa kanilang isip na walang ibang mag-aahon sa kanila mula sa busabos na kalagayan kundi ang kanilang sama-samang pagkilos kasama ang sambayanang inaapi't pinagsasamantalahan. Sa panahong ito lumaganap sa mga manggagawa ang mga sulatin ni JMS at ang dyaryo ng PKP, ang Ang Bayan. Itinuro ang mga akda ni Mao Ze Dong hinggil sa digmang bayan. Hinasa ang mga obrero hindi lamang sa pamumuno sa pakikibaka sa mga pabrika kundi sa pamumuno sa rebolusyon.

Kinatatakutan ng imperyalismo at lokal na naghaharing uri ang lakas ng nagkakaisa't nakikibakang manggagawa kaya't malupit na inatake ang mga unyon at PKP. Ang pagsasabatas ng Herrera Law at Wage Rationalization sa bansa ang isa sa mga pinakamatinding delubyong humagupit sa manggagawang Pilipino sa pagtatapos ng ika-20 siglo, Iwinasiwas nito ang neoliberalismo kaya't sumadsad ang sahod, winasak ang organisadong paggawa at naging patakaran ang kontraktwalisasyon. Nilapastangan at sinupil ang mga karapatan sa paggawa lalo ang pag-uunyon. Sinundan ito ng pagtatayo ng mga engklabong nagsilbing hawla sa mga manggagawa. Ikinonsentra nito ang mga pabrika, binakuran upang ihiwalay sa lipunan ang masang manggagawa. Tuluy-tuloy ang pasistang paninibasib sa mga unyon, samahan sa paggawa at mga lider-obrero na pinasidhi ng pagbubuo ng estado sa NTF-ELCAC sa ilalim ng tiranikong rehimeng US-Duterte.

Sa isang antas, may pansamantalang paghina ang mga unyon at bumagal ang pag-oorganisa sa mga manggagawa. Huling ipinamalas ng mga manggagawa ang kanilang dambuhalang lakas noong Hulyo 1989 nang ipagtagumpay ng daang libong manggagawang nagmartsa sa lansangan ang P25 na umento sa sahod. Hindi pa muling napapantayan ang pagkilos na ito sa pambansang saklaw.

Ngayong nagdurusa ang bayan sa walang kaparis na disempleyo, kakulangan sa trabaho, pambabarat sa sahod at krisis sa implasyon sa harap ng walang kaparis na paglala ng kronikong krisis ng lipunang malakolonyal at malapyudal at ng pandaigdigang sistemang kapitalista–ang imperyalismo, lubhang kinakailangang palakasin nang ilang ulit ang kilusang paggawa at ang kilusan para sa pambansang kalayaan at demokrasya sa Pilipinas.

Dapat na ilunsad ang opensiba sa pagpapalawak ng kilusang manggagawa sa gitna ng pakikibaka para sa pagtataas na sahod na ang ultimong layunin ay kamtin ang nakabubuhay na sahod. Dapat determinadong gatungan ang gumugulong na kilusan para sa pagtataas ng sahod upang ihabol ang sahod sa laki ng itinaas ng mga presyo ng bilihin. Kailangang pukawin at isangkot ang milyun-milyong manggagawa sa pinakademokratikong paraan at bigkisin, sa halip na hayaang mahati, ang iba't ibang grupo ng manggagawa para sa kumon na layuning kagyat na itaas ang sahod.

Kailangang armasan ng Marxistang pag-aaral at pagsusuri ang uring manggagawa para wastong masapol ang ubod ng batayan, ng kawastuhang igiit at ipaglaban ang sapat at nakabubuhay na sahod na siya ang lumikha. Sa gitna ng mga salamangka at maniobra ng












pandaigdigang burgesyang ikubli ang tantos ng pagsasamantala at ang dambuhalang labis na halagang nililikha ng masang manggagawa bilang tubo, dapat tagusin ng mga kilusang pag-aaral at propaganda ang kaloob-looban ng mga engklabo't pabrika, minahan at plantasyon, dapat itong makalapag hanggang sa mga komunidad at tahanan nila.

Dapat itaas ang kanilang pagkakaisa sa organisasyon upang maging matatag sa pakikihamok sa mga imbing pakana at atake ng estado. Sa bisa nito, dapat tanganan ng manggagawang Pilipino ang paggigiit para sa nakabubuhay na sahod na ubod ng kanyang pakikibaka at mahigpit na iugnay sa pakikibakang panlipunan laban sa imperyalismo. Upang magtagumpay sa pakikibaka sa nakabubuhay na sahod, kailangang palawakin at palakasin ang mga unyon ng manggagawa at ilunsad ang kilusang welga.

Sa kabilang banda, hindi sasapat ang pakikibaka ng manggagawa para sa nakabubuhay na sahod upang lumaya ang uri bilang aliping sahuran ng burgesya at bahagi ng mamamayang saklot ng imperyalismo't pyudalismo sa ilalim ng mala-kolonyal at mala-pyudal na lipunan. Kailangang pamunuan ng manggagawa ang pambansa-demokratikong rebolusyon sa Pilipinas upang una muna'y kamtin ang pambansang kalayaan at demokrasya, itindig ang Demokratikong Gubyernong Bayan na ang ubod ay ang pamumuno ng uring manggagawa at mula dito'y sumulong sa sosyalistang rebolusyon.

Kaugnay nito, nararapat na palawakin at palakasin ang Revolutionary Council of Trade Unions para buklurin ang mga unyon sa paggawa para sa pambansang kalayaan at demokrasya. Para higit pa itong palakasin, kinakailangang bigkisin ang pagkakaisa hindi lamang ng manggagawa bilang isang uri kundi makipagkaisa sa iba pang aping sektor sa labas ng kanyang pagawaan, laluna sa uring magsasaka at pamunuan ang rebolusyon sa pagsapi sa PKP at BHB.

Minsan nang ipinakita ng manggagawang Pilipino ang kanilang determinado at nag-aalab na paglaban na gumuhit sa kasaysayan—posible at kayang-kayang ulitin at higitan pa ito hanggang maitatag ang sariling kapangyarihang pampulitika. K

*BALITA*

# Kainutilan at kakulangan sa ayuda, daing ng mga mangingisdang Mindoreño

Tatlong buwan nang nakalilipas mula nang maganap ang *oil spill* sa karagatan at baybayin ng Oriental Mindoro, subalit wala pa ring nakukuhang sapat na ayuda at kongkretong solusyon ang apektadong mamamayan.

Ito ang inilahad sa *press conference* ng Serve the People Corps (STPC)–Southern Tagalog at Hanay ng mga Yumayabong at Umuunlad na mga Mangingisda (HAYUMA) sa Calapan City noong Mayo 30. Ayon sa pag-aaral ng Advocates of Science and Technology for the People (Agham) at Brigada Kalikasan, tuluyang nawalan ng kabuhayan ang isa sa kada tatlong residente bunsod ng *fishing and swimming ban* sa isla mula nang maganap ang *oil spill*. Wala ring alternatibong kabuhayan na ibinibigay sa kanila ang reaksyunaryong gubyerno.

Matatandaang ang *oil spill* sa Oriental Mindoro ay ibinunsod ng paglubog ng barkong MT Princess Empress sa bayan ng Naujan. Mayroon itong kargang 800,000 litro ng *industrial oil* na kumalat hanggang Palawan, Batangas at ilang baybayin sa Visayas. Nagdeklara na ang Oriental Mindoro ng *state of emergency* dahil sa lawak at lala ng epekto ng *oil spill*.

Sa Calapan City, iniulat ng mga mangingisda na karamihan sa mga apketadong komunidad ay kulang ang ayuda. Sa Brgy. Maidlang, 200 sa 400 pamilya lamang ang nakatanggap ng ayuda mula sa City Social Welfare and Development Office. Nakikita rin nilang hindi pantay-pantay ang mga naibibigay na ayuda sa bawat residente. Masahol pa, ginagamit ang pamamahagi ng ayuda sa pamumulitika. May mga komunidad na hindi kinokonsulta ng ilang mga pulitikong nakasasaklaw sa kanila kaya kinukwestiyon nila kung saan napupunta ang mga nalikom na pondo at ayuda. Noong Marso, nagbigay ng donasyon ang US Agency for International Development ng dagdag na P10 milyon. Nito lamang, mayroong P1 milyon pang galing umano sa Police Regional Office ng Region 4-B.

Sa 400 residenteng nakapanayam mula sa mga barangay ng Lazareto, Maidlang, Navotas at Silonay ng Calapan at barangay ng Misong at Tagumpay ng Pola, 93% ang nagsabing kulang ang kanilang kita at hindi man lang sila nakatanggap ng "kahit isang *sachet* ng kape" na relip.

Inirereklamo rin ng mga mangingisda ang magkakakontrang direktiba ng mga lokal na ahensya kaugnay sa *fishing ban*. Hindi rin iniimpormahan ang mga mangingisda sa resulta ng mga pag-aaral kagaya ng *water analysis*.

Bago ang *press conference*, nagsumite ang HAYUMA ng liham sa konseho ng Calapan noong Mayo 23. Laman nito ang kolektibong hinaing ng higit 500 mangingisda mula sa iba't ibang barangay. Hiling nilang maging bukas ang lokal na gubyerno kung paano ginamit ang mga donasyon at *calamity fund* ng siyudad hanggang sa pamprobinsyang antas na inilaan para sa mga apektadong komunidad ng *oil spill*. Iginiit din nilang panagutin ang mga sangkot sa *oil spill* na mga kumpanyang RDC Reield Marine Services at San Miguel Corporation. K



## Pambobomba at istraping ng berdugong 203rd Brigade sa Oriental Mindoro

Panibagong kaso laban sa mga Mindoreño ang dalawang insidente ng pambobomba at istraping ng 203rd IBde sa Oriental Mindoro noong Abril 29 at Mayo 8.

Noong Abril 29, kinanyon ng 203rd Brigade ang kabundukan sa hangganan ng Roxas at Mansalay bilang bahagi umano ng pagte-*test fire* ng mga sandata nito na nakapakat sa gitna ng mga pamayanan ng Sityo Tauga, Brgy. San Vicente, Roxas. Nasa 4-6 bala ang ginamit ng militar. Nabulabog nito ang 10,870 residente ng mga barangay sa lugar.

Samantala, noong Mayo 8, binomba at inistraping ng mga militar ang Brgy. Tawas, Bongabong at Brgy. Malo, Bansud matapos ang engkwentro sa pagitan ng BHB at mga pwersa ng 203rd Brigade. Pininsala ng bomba at istraping ang mga kubo at sagingan ng mga residente. Nasa 1,459 ang residenteng apektado sa Brgy. Tawas habang 1,932 mamamayan ng Brgy. Malo.

Tinatayang nasa higit P480,000 ang gastos sa mga bala at artileri na ginamit sa panganganyon at pang-iistraping.

Ayon kay Ma. Patricia Andal, tagapagsalita ng NDFP-Mindoro, "Dapat panagutin sina PBGen. Joel Doria ng PNP-MIMAROPA at BGen. Randolph Cabangbang ng 203rd Brigade na nagdirehe sa mga operasyong militar. Paglabag ito sa International Humanitarian Law na nagbabawal sa walang patumanggang pamamaril at pambobomba o panganganyon *(indiscriminate firing and shelling)*, pangwawasak sa mga ari-arian *(destruction of properties)*, pinsala sa buhay at pamumuhay ng mga sibilyan." 🅺

KILOS PROTESTA

## Protesta para sa kalayaan sa Camp Capinpin

Naglunsad ng protesta ang mga progresibo sa pangunguna ng Bagong Alyansang Makabayan (BAYAN)-Timog Katagalugan noong Mayo 23, sa harap ng 2nd Infantry Division Headquarters, Camp Mateo Capinpin sa Tanay, Rizal para kundenahin ang Exercise Kasangga na sinimulan sa naturang kampo. Ang Exercise Kasangga ay ang pinagsanib na ehersisyong militar sa pagitan ng Australia at Pilipinas. Kasapi ang Australia ng alyansang militar na AUKUS (Australia-United Kingdom-United States) na binuo ng US upang paigtingin ang mga tensyon sa China at mga bansang karatig nito.

Ipinanawagan ng BAYAN-TK na itigil ang mga ehersisyong militar at ang gerang agresyon ng US. Ayon sa grupo, ang mga walang puknat na ehersisyong militar sa bansa ay karugtong ng pakanang pang-uupat ng gera ng imperyalismong US sa karibal nitong China. Sa Pilipinas, ginagatungan ng US ang mga tensyon sa West Philippine Sea kung saan may mga base militar ang China.

Sa protesta, itinakwil ng BAYAN-TK ang plano ng US na gamitin ang bansa




bilang piyon at lunsaran ng gera para sa mga imbing pakana nito. Inilahad ng BAYAN-TK na paiigtingin ng Exercise Kasangga ang mga kontra-rebolusyonaryong operasyon at lalupang palalalain ang mga kaso ng paglabag sa karapatang tao.

Nanawagan din ang BAYAN-TK na palayain sina Mary Joyce Lizada at Arnulfo Aumentado, mga kasapi ng Bigkis at Lakas ng mga Katutubo sa Timog Katagalugan (BALATIK) na iligal na ipiniit sa kampo. Ang mga biktima ay isang buwan nang nakadetine mula nang dakpin sa Sityo Buol, Brgy. Panaytayan, Mansalay, Oriental Mindoro noong Abril 25. 🅺



## Manggagawa ng Wyeth, nagwelga laban sa malawakang tanggalan

Nagwelga ang mga manggagawa ng Wyeth Nutrition Philippines laban sa malawakang tanggalan ng kapitalista. Nasa 140 manggagawa ang biglang tinanggal sa trabaho kabilang ang 125 mababang empleyado, 15 *supervisor* at isang *manager*.

Ang Wyeth ay isang multinasyunal na kumpanyang nagmamanupaktura ng produktong pang-nutrisyon, kabilang ang mga kilalang brand ng gatas ng sanggol at mga bata tulad ng Promil at Bonakid. Nakabase ito sa Canlubang, Laguna.

Naghain ng Notice of Strike (NOS) ang Wyeth Philippines Progressive Workers Union sa tanggapan ng National Conciliation and Mediation Board 4-A noong Mayo 20. Bago ito, Mayo 18, pinagbawalang pumasok ang mga manggagawa kabilang ang 10 kasapi ng unyon at ang pangulo nito nang walang abiso ni anumang paliwanag. Wala ring opisyal na abiso kaugnay sa tanggalan ng mga manggagawa liban sa *"verbal advisory"* ng *management*. Tumanggi ang kapitalista na humarap sa unyon sa isang dayalogo.




Pinasubalian ng unyon ang palusot ng kapitalista na ang malawakang tanggalan ay para sa "pagtitipid, *automation* at konsolidasyon sa mga linya sa produksyon." Anito, hindi nalulugi ang Wyeth, katunayan noong 2021 ay umaabot sa mahigit P5.8 bilyon ang kita nito at kumubra ng netong kita na mahigit P2.7 bilyon ang kumpanya.

Nagpapatuloy ang welga at pagkampo ng mga manggagawa sa labas ng pagawaan. Kaugnay nito, nanawagan ang NDFP-ST na suportahan ang laban ng mga manggagawa ng Wyeth, gayundin ng laksang manggagawa sa buong bansa. K

KULTURA

# Sa rebolusyon ang lugar ng manggagawang bukid

Sa Linggo, mga kasama, sasama na ho ako sa inyo!"

'Yan ang mga katagang binitawan ni Ka Rico noong siya'y sibilyan pa lamang. Mula siya sa pamilya ng maralitang magsasaka sa isla ng Negros. Kahit sa murang edad ay namulat na siya sa kahirapan na dinaranas ng mamamayang Pilipino. Sa katunayan, hindi na rin siya bago sa rebolusyonaryong kilusan. Organisado ang kanilang pamilya at madalas niyang nakakasalamuha ang BHB noong kanyang kabataan.

Naranasan ni Ka Rico na maging maggagapak o magtatabas ng tubo sa malalaking plantasyon na pinag-aarian ng iilang mga lokal at pambansang panginoong maylupa sa kanilang probinsya. Subalit dahil sa hirap ng trabaho, napilitan siyang makipagsapalaran sa kalunsuran at mapalayo sa kaniyang pamilya gaya ng maraming mga Pilipino sa bansa.

Napadpad siya sa Maynila para mamasukan sa *construction*. Ngunit dahil hindi naman siya na-regular sa trabaho, natanggal din agad siya makalipas ang isang kontrata. Nagtrabaho rin siya bilang *waiter* sa isang *restaurant* ngunit nakaranas ng diskriminasyon dahil lamang hindi siya magaling mag-Tagalog. Napadpad din sa Gitnang Luzon si Ka Rico. Doon naman siya naging pahinante ng mga

trak. Kwento niya, ang dami-dami ng mga lugar na naabot niya sa pagiging pahinante ngunit nananatiling hikahos ang kanyang pamumuhay. Nakaabot din siya ng Cavite para magtrabaho sa isang pagawaan ng semento, at kalaunan bilang maglalako ng mga estante at *sofa*.

Halos sumuko na noon sa buhay si Ka Rico. Matindi na ang pangungulila niya sa kanyang pamilya. Ngunit isang araw, naugnayan siya ng kanyang kamag-anak na nagtatrabaho bilang isang maggagapak sa kalapit na probinsya naman ng Batangas.

Ayaw na sanang pumayag ni Ka Rico sa alok ng kanyang kamag-anak dahil sa hirap ng naturang trabaho, ngunit dahil nga sa kanyang pangungulila sa pamilya ay tinanggap din niya ito.

Pagdating ni Ka Rico sa Batangas, laking gulat niya na sa kabila ng mala-syudad na anyo ng mga bayan ng lugar, ay napakarami pa rin palang mga plantasyon ng tubo rito. Gayundin, malaking bilang ng mga nasa kabukiran ng probinsya ay maralitang magsasaka at manggagawang bukid. Hindi niya akalaing naghihirap din ang mga magsasakang Batangueño kahit na may sariling lupa ang iba. Marami pa ring inaagawan ng lupa o kaya'y alipin sa binubungkal nilang lupa.

Nagulat si Ka Rico nang malaman ang presensya ng BHB malapit sa kanyang pinagtatrabahuhang lupa. Laking galak niya nang makilala ang mga kasama sa probinsya. Tila ba nalutas ang pangungulila sa kanyang pamilya at muling natagpuan ang mga taong alam niyang masasandalan niya sa anumang panahon. Kaya naman hindi rin nagtagal at matapos ang kanyang pagdalo sa mga rebolusyonaryong pag-aaral at pulong ng organisasyon, nagpasya siyang sumampa sa BHB.

Sa mga salita niya, "Nakita ko na kung saang lugar pala ako dapat—sa dinami-rami ng mga naabot ko para magbakasakaling matulungan ang aking pamilya—nasa rebolusyon ang lugar ng tulad kong manggagawang bukid."

Paalam ni Ka Rico, tatapusin lamang niya ang natitirang araw ng ilohan, o ang taunang anihan ng tubo sa Batangas, at agad siyang sasama sa mga kasama. Tinupad niya ang kanyang sinabi.

Sa kasalukuyan, isa na sa mga sinasanay na kumander ng BHB si Ka Rico. Mabilis ang naging pag-unlad niya at wala siyang takot o alinlangan sa pagharap sa kaaway. Naging makabuluhan ang mahaba niyang paglalakbay dahil nahanap niya ang wastong landas ng rebolusyon. K

